# CATUA TUANG BUHAY

## NA ULIRAN NĞ TOTOONG PAG-IBIG SA DIOS

## NA GUINAUA NANG

# SANTONG SI JOB

NA ITO,I, HINANĞO SA LIBRO SAGRADA

NA TINULÂ NI

## NEMECIO MAGBOO

UNANG PAGCALIMBÁG

MAYNILA, 1920

LIMBAGAN
NI
—: J. MARTINEZ :—

253 Cabildo, Intramuros. Teléfono 3283.

# ...mprenta at Librería ni J. Martínez

Cabildo 253 Intramuros, Teléfono 3283, P. Moraga 34-36, Teléfono 5005
at P. Calderón 108, Binundók, Maynila.

## Ipinagbibili sa mğa LIBRERIANG itó ang mğa sumu-sunód na aklát sa wikang tagalog:

Búhay ni Aladino
" " Alejandre at D. Luis
" " Almanzor
" " Arturo, Lauro at Rosalia
" " Amang si Jesús
" " Abecidario
" " Adan at ni Eva
" " Baldovino
" " Beatriz
" " Beata Maria
" " Bernardo Carpio
" " Bertong Laseng
" " Blanca Flor
" " Babaying Samaritana
" " Cabayong Tabla
" " Celira
" " Conde Urbano
" " Criseida
" " Dama Inés
" " Diluvio Universal
" " D.a Marcela
" " D.a Maria sa Ahas
" " Doce Pares
" " Dr. José Rizal
" " Dr. José Burgos
" " D. Diego at D.a Juana
" " Doncella Teodora
" " Diego de Marcilla
" " Edmundo
" " Eliseo at ni Feliza
" " Eliseo at Hortensia
" " Esopo
" " Emilio
" " Felizardo
" " Fieles Amantes
" " Florante at Laura
" " Florentina
" " Floriño
" " Gonzalo de Cordova
" " Gunias
" " Graciano at ni Gaudencio
" " Huaran ng calinisan ng puri
" " Haring Asuero
" " " Calabaza
" " " Saúl at David
" " " Salomon
" " Ibong Adarna
" " Isabela
" " Jacobina
" " Jaime del Prado
" " José Vendido

Búhay ni José Flores
" " Juan Bachiller
" " Juan at Maria
" " Juan Patay
" " Juan Tiñoso
" " Juan Tamad
" " Juan Labuyo
" " Julieta at Romeo
" " Job
" " Leopoldo
" " Ludovico
" " Landas na tuntusin
" " Ligaya sa Langit at Mundo
" " Maurique
" " Maria Merced
" " Martir de Golgota
" " Ntra. Sra. de Antipolo
" " Panaginip ng pag-ibig (Comedia)
" " Perpetua
" " Pantinople
" " Principe Gimeno
" " " Oronte
" " " Igmidio
" " " Oliveros
" " Pitong Infantes de Lara
" " Proceso
" " Plus-Santorum ó pangcat
" " Poncio Pilato
" " Reina Mora
" " Rodolfo
" " Rodrigo de Villas
" " Rolante y Claudina (Comedia)
" " S. Isidrong Magsasaca
" " S. Francisco de Sales
" " Santa Ana
" " " Eulalia
" " " Regina
" " " Elena
" " Sigesmundo
" " Sofia, Teresa at Maura
" " Sagrada Misa
" " Santong si Moisés
" " Tablante de Ricamonte
" " Tatlong Número
" " Tatlong Persona
" " Tomas at Maria
" " Totoo at Sinungaling
" " Uliráu ng Cabaitan
" " Urbana at ni Feliza
" " Villarba
" " Vivencio at Teofila

**Isang palaisipan: Biru-bira kung sanlan tamaan ₱ 0.20**

# CATUA TUANG BUHAY

NA ULIRAN NG̃ TOTOONG PAG-IBIG SA DIOS

NA GUINAUA NANG

# SANTONG SI JOB

NA ITO,I, HINANG̃O SA LIBRO SAGRADA

NA TINULA NI

NEMECIO MAGBOO

UNANG PAGCALIMBÁG

MAYNILA, 1920.

IMPRENTA, LIBRERIA AT PAPELERIA

— NI —

J. MARTINEZ

P. Moraga 34-36, Tel. 5005 P. Calderón 108, Cabildo 253 Intramuros.-Tel.3283.

# SA BABASA

Manga mairoguing capatid na liyag
na ibig tumaroc na may pusong tapat,
ay basahin ito,t, dito matutuclas
ang dapat gauaing cagandahang palad.
Dito maquiquita ang sacdal sa linis
na binhing sumibol sa utos ng langit,
sampagang mabango na ualang caparis
maguiguing huaran ng may nasang dibdib.
Ninasa cong ito,i, catcati,t, isabog
sa may manga pusong ibig na tumaroc,
na hari nanga ring loobin nang Dios
na paquinabanga,t, ligaya,i, maabot.
Dico ninanais ang paquinabangan
ng guinto at pilac at ng cayamanan,
cundi ang nasa co,i, ang ating macamtan
ligaya sa langit na di naghuhumpay.
Manimbulan tayo na nangag lalayag
sa laot ng mundong lauac na camandag,
sa Arca ni Noe na siyang nagligtas
sa Diluviong sala ng quinulang palad.
Pahaból cong nasa na idinadaying
sa mag sisibasang pantas na maglining,
sa caculangan co, ay inyong ampuning
maligtas sa hiyang icahihilahil.

Ang pacpac ng pula na magpapalala
na icalalait niyaring imbing tula,
sa lining ng inyong dunong na sagana
labis ang pag-asang ilihim ang cutya.
Hangan dito yaring daying at paghibic
ó nanasang irog ng may dusang dibdib,
ilayó na uari tayo sa panganib
sabugan ng aua ng natungong Langit.

NEMECIO MAGBOO.

# PUNO NG̃ SALITA

Minsang naglilibang ang pusong may dusa
ninilit humanap ng ililigaya,
bagsic ng dalitang halos di macaya
nasoc sa loob cong sa libro,i, bumasa.
Palibhasa ito,i, siyang nagsasabog
ng dapat panuntan na Aua ng Dios,
at ang nagnanasang ibig na mamulot
ng gracia,i, narito,t, pita,i, masusunod.
Caya,t, sa pagbasa,i, ang aquing natuclas
ang dapat mag-acay sa mabuting landas,
buhay niyong Santo na sacdal ng palad
parang isang tala na nagliliuanag.
Sa lauac ng mundo,i, siya ang sumipot
uliran sa linis at ganda ng loob,
ang puso,i, matibay sa pag alinsunod
sa mga padalang pahirap ng Dios.
Ito yaong Job na lubhang nagtiis
ng lahat ng hirap dalita at saquit,
sumunod sa madlang linoob ng langit
na di minahirap sa puso at dibdib.
Bago,i, sacdal yama,t, sibol sa guinhaua
sa canilang lupang ngala,i, Idumea,
sagana sa hayop at iba,t, iba pang
mga pangangaring ingat na talagá.

May asaua siyang minahal sa puso
magandang ugali at hindi palalo,
huaran sa quias sa dilag at anyo
at uliran naman sa pagcacasundo.
Sa pagmamahalang ualang macatulad
mag-asauang hindi nagtatanao sumbat,
gauang caliloha,i, capua umilag
sa gracia ng Dios sila namanatag.
Buhat ng tangapin matrimonio legal
pag bucad ng daluang pusong nag ibigan,
lumayo sa tucso ng capalaloan
ang dilag sa langit siyang nasang camtan.
Manga mapapalad na hindi nag nais
ng layao sa mundong ang bunga,i, hinagpis,
ang puso ng tauo,i, cun saan nahilig
siyang sinusunod ng natungong langit.
Paris niyong Job may pusong maganda
at ang liniliyag na caniyang esposa,
ang naguing puhunang binhing mahalaga
ang inani nila,i, marilag na gracia.
Imulat ang mata ó mga capatid
huag manatili sa hindi matuid,
aco man at cayo,i, ilagang magpilit
ang luad ng salang iquinalalait.
Halina na cayo,t, tayo,i, tinatauag
ni Jesus na poon sa daquilang Altar,
altar ng pag-ibig at doon nagbuhat
ang pag-iibigan ng mag casi,t, liyag.
Mag asauang tapat sa manga pagsuyò
at labis sa ingat na pagcacasundo,
ay hintay ng bunying marilag na puso
ni Jesus at yaong sa sala,i, nalayo.

Caya nga at yaong bunying mag asaua
na may pusong garing sa Dios pagsinta,
pinag calooban ng boong ligaya
niyong maauaing daraquilang Ama.
Una una,i, agad ipinag caloob
sa canila niyong maauaing Dios,
boong cayamanang di matapustapus
sagana sa madlang catuaang lubos.
Marami ang manga tauong panauohin
at maraming lubha ang caniyang camarin,
na may mga lamang trigo,t, macacaing
maiz at grabanzos patatas marahil.
Sabi sa historia,i, hindi libo lamang
ang mga camalig na quinalalaguian,
ng balang cacanin at sila,i, tinac han
ng marami nilang mga cababayan.
Maraming salaping hindi libo,t, lacsa
inipong talentong hindi sasanyuta,
anopa at ualang macahalimbaua
sa sarili nilang tinubuang lupa.
Ang isang mayamang luobin ng langit
sa mundo,i, mang lalong capalara,i, labis,
sa mahusay niyang catutubong bait
cun minsa,i, ang aua niya,i, mauauaglit.
Sa capua tauo,t, udioc palibhasa
ng yaman ng mundong mapagpanganyaya,
sa trono ng dangal ang nagugunita
ang siya,i, uala nang macahalimbaua.
Linilimot yata ang dating pag-ibig
sa mga capuang pobreng lumalapit,
bago,i, hindi gayon ang utos ng langit
buhat pa sa mulang ibigay cay Moisés.

Sa utos ng Dios na ibiguing caguiat
mahali,t, lingapin ng sa puso,i, tapat,
ang capua tauo,t, alisin sa bagabag
at tubusin sinoman cun baga,t, nabihag.

Ayauan cun baquit ating linilimot
yaong mahalagang pag-ibig sa Dios,
dapua,t. hindi gayon ang loob ni Job
capua,i, inibig ng sa puso,i, taos.

Ang sinomang tauo na napa aaua
nadulog sa caniya ay quinacalinga,
lalo cun talastas na tunay na duc-ha
anomang panauin ay di maaaba.

Dibdib niya,i, bucás at ualang inisip
cundi ang totoong sa Dios pag-ibig,
tauong may dalita lalo cung natangis
madaling madaling lilingaping pilit.

Ano pa,t, ang caniyang maauaing puso
caayos at bagay sa quilos at anyô,
sa mata ng Dios ay di nalalayó
sa dilag ng gracia,i, dapat macaboo.

Linoob ng langit na sila,i, mamunga
anac na sasahod ng madlang guinhaua,
sa lugod at alio nitong mag asaua
sa quinacalingang mga anac nila.

Yaong cagalingang binhing di nagmalio
ugaling sinimpang huad sa salamin,
yaong mag asauang mga pusong garing
lumitao na bunga,i, lalong magaling din.

Naguing anac nilang niloob ng langit
buhat ng macasal mag asauang ibig
lalaqui,t, babayi na magcacaparis
hustong sampuong anac ang canilang quipquip.

Laqui ng ligaya nilang quinacamtan
at tua ng pusong mga tinataglay,
sa lahat nang anac nilang minamahal
halos dina ibig sa mata,i, maualay.
Aling capalaran sa balat ng lupà
ang paparis doon ng ligaya at tuâ,
mayaman sa puri at ang ninanasa
sa gracia ng Dios sila sumagana.
At ang cagalingang loob na maganda
sa capua tauo at pag aanyaya,
mayaman at pobre ay magcacapara
ang balang lumapit inaampon nila.
At sa manga duc-ha na nagsisitangis
binibigyan balang anomang maibig,
pagcaaua nila ay pinahihiguit
sa manga mayamang nangag sisilapit.
Isa sa nag lilong sa Dios nagsucab
mapanag hiliing hindi naghihigcat,
siyang nagnanasang ibaba,t, ilagpac
ang puri ng ating calolouang ingat.
Ito ang Satanás na sacdal ng lupit
principe ng haring pangala,i, Lucifer,
na di cumilalang sa Dios umibig
ang ganti sa caniya,i, apuy na mainit.
Nag aaquit siya,t, nag iipon yata
ng tauong may gusto sa hirap dalita,
at ang mahicayat ng sa mundong daya
ay macacasamang ualang pagca sira.
Ito ang nagbanta ng masamang nais
dito sa mapalad cahinhina,i, labis,
ang punla sa dilag na hardin ng langit
pinanaghilian ng lilo,t, balauis.

Guinaua ng lilong Satanás na sucab
humarap sa Dios at naquipagusap,
aniya,i, Dios co Panginoong uagas
ipahintulot po na aco,i, lumabas.

Dios sa infierno na sacdal ng init
lapitan si Job catoto mo,t, ibig,
at ang puso niya na sacdal ng linis
aquing susubuqui,t, tutucsohing pilit.

Nang lalo po siyang maquilalang lubos
cung totoong uagas pag-ibig sa Dios,
at ang puso niya na inihahandog
ay mapagquilala pag sinta,t, pag irog.

Cun totoo cayang sacdalan sa tigas
at di matatalo ng mundong marahas,
at cun masubucang ang loob ay tapat
pag cacaquilanla,t, lalong matataniag.

Oo anang Dios at iyong subuquin
catoto cong Job na may pusong garing,
pag-ibig sa aquing huad sa salamin
ng linis, ay sucat pacadalisayin.

Si Job ay huaran cun sa cababaan
na di nagtataglay ng capalaloan,
aquing pahintulot na iyong parunan
tucsohin cun siya,i, ang puso,i, matibay.

Yaona ang lilong demoniong Satanás
taglay ang pang silong bunga ng camandag,
ang paroroona,i, ang may pusong tapat
umibig sa Dios na Hari ng lahat.

Ang lilong demonio siya,i, naquiparis
sa tauong cahuad ng lalong may bait,
sa hinhin at ganda at quias ng tindig
parang hindi sucab at hindi balauis.

Conua siya,i, tauong taga ibang bayan
dumulog cay Job na manunuluyan,
at naqui pag-usap laquip ang pag-galang
pinapanhic siya na nag patuluyan.
Tuloy sinalubong sa caniyang pag panhic
parang caibigang pag guilio ay labis,
acbay sa paglacad hangan sa sumapit
sa loob ng bahay na sacdal sa linis
At tuloy binigyan ng sillang loclocan
pinaupo siyang labis catuaan,
mag pala sa atin Dios ni Abrahan
ito ang cay Job na unang tinuran.
Cayo maguinoo sa inyong pag sapit
sa cadalitaan na inyong pinanhic,
Dios ni Abrahan naua ang lumapit
magturo sa atin sa daang matuid.
Tuing uiuicain ng mabunying Job
yaong pagpupuri sa ngalan ng Dios,
halos nangangatal ang quinacaumpoc
na lilong demonio sa laqui ng tacot.
Palibhasa,i, dating si Job ay dalisay
ng paquiquisama sa canino paman,
agad nag paluto at inanyayahan
itong tinatauong taga ibang bayan.
Ang paquitang loob ay caguilio guilio
ni Job sa caniyang isang panauohin,
at nang matapus na niyang mapacain
binigyan ng celdang tutulugang tambing.
Nang na doroon na sa camang hihigan
itong manunucsong demoniong sucaban,
balauis na loob dito na minulan
ang latay ng silong camandag na tunay.

Ang unang uinica ng demoniong sucab
caibigang Job icao,i, sacdal palad,
sampon asaua mo,i, sagana sa dilag
uala cang caparis sa sang maliuanag.

Mayaman ca nama,t, saua sa ganados
nana sa sa iyo ang lahat nang hayop,
marami cang pilac na di mauubos
mamanahin niyong inyong herederos.

Sagana ca naman sa inipong trigo
camalig mo,i, puno,t, hindi sasanlibo,
anong hahanaping palad pa sa mundo
na di boong lahat at nasa sa iyo.

At cun aco sana sa iyo,i, na paris
ang susundin cona,i, ang lahat nang ibig,
layao ng catauang sa mundo,i, interes
guinhauang saganang sinoma,i, may nais.

Dina tatanauin ang anomang hirap
ang layao sa mundo,i, titipuning lahat,
sumagot si Job ang ipinangusap
catoto,i, tiguilan hatol mo,i, di dapat.

Ang tauo sa mundo,i, ualang laguing toua
palibhasa ito,i, bayan ng dalita,
munting na iipon sapag titiyaga
Dios ang may loob sa campon ay aua.

Ano man ang gaoin nating pagsasaquit
ang gabi arauin at magpacahigpit,
pag nagculang tayo niyaong pananalig
sa Dios ay ualang hihintaying bihis.

Ang yaman ng tauo,i, di galing sa sipag
cun dili sa aua ng Dios na liyag,
pag tulot ng Dios ang magandang palad
maquiquinabang cang ualang liuagliuag.

Anoman ang ating gagaoin sa mundo
Dios ang tauagui,t, tayo,i, pasaclolo,
ilagan ang madlang masasamang vicio
ng tayo,i, ampuni,t, ilayo sa tucso.
At cun tayo nama,i, pagcacalooban
ang ating guinaua ay paquinabangan,
sa Dios ihayin yaong càyamanan
at yaon ay caniya magpacailan man.
Tayo,i, para lamang catiualang lubos
sa yaman sa ating ipinag caloob,
cun ipag malaqui,t, sa vicio,i, mahulog
ualang liuag itong bauiin ng Dios.
Dios ay aayao ng capalaloan
ang gusto sa atin ay ang cababaan
cababaa,i, hari niyaong capalaran
sa mundo,t, sa langit paquiquinabangan.
Sa anomang oras ay ang dapat gao-in
lumalang sa atin ay ating purihin,
at pasalamatan anomang marating
sa Amang lumic-hang Poong Dios natin.
Iilagan naman yaong catamaran
na isa sa mga punong casalanan,
at sa caloloua ay macamamatay
Espiritu nating sangcap ng Maycapal.
Sucat mag trabaho sa anomang oras
laquip ang pag hingi,t, sa Dios pag tauag,
na pagcalooban niyaong graciang uagás
na ipagcacamit ng magandang palad.
At sa ating gaua na inaasahan
at inaacalang paquiquinabangan,
cun tayo,i, sumala,i, huag isusucal
ng puso, at yao,i, loob ng Maycapal.

Sa pagtatrabajo ay huag sasaua
gayon din sa Dios paghingi ng aua,
pag dating ng oras ay mauunaua
ang ganti sa atin ng Poong Maygaua.
Sapagca,t; ang Dios ay di malalacsan
ng sinoman dito na canyang linalang,
at ang loob niya,i, hindi masusuay
hingin ang pag sunod caicailan man.
Dito na ng lomo ang demoniong tacsil
camandag ng tucso niya,i, sinusupil,
at di mapasucan ang puso,t, panimdim
ng panilo niyang puno ng hilahil.
Ang acala niya,i, cun caniyang na huli
sa tamis ng caniyang dila sa pagpuri,
ay daragdagan pa ng icauiuiling
hibo at madla pang matamis na sabi.
Na torpe ang dila ng Vívorang tacsil
na uala ang bilis ng lacong hilahil,
anong magagaua siya,i, sinusupil
ng tugon ni Job na sa Dios hinguil.
Mapalad si Job at hindi nag taglay
ng uicang caacbay ng capalaloan,
lalong nag iigting ang pusong matibay
sa uicang pang udioc ng demoniong hunghang.
Cun ang caniyang puso sana ay nahuli
niyong cay Satanás na mga pag puri,
at sinunod niya ang mga sinabi
disin ang demonio ang toua,i, malaqui.
Cun ang isinagot ni Job sa causap
ang pag yaman niya ay galing sa sipag
caya na carami ng guinto at pilac
dahil sa mabuti,t, isip niya,i, pantas.

At cung nag palalo,t, caniyang siniphayo
sumunod sa hatol na marayang hibo,
ay maquiquilalang marupoc ang pusò
disin ay na huli ng pacanang silo.

Ang demoniong ganid ng ualang magaua
sa catcat ng canyang matalas na dila,
dina nacatagal sa caniyang pag higa
na paalam siya conua,i, na totoua.

Pinipiguing naman ng magandang loob
acala,i, mabuting tauo ang caumpoc,
demonio,i, bigla nang pagdaca,i, nanaog
malaqui ang panglao nasa,i, di nasunod.

Ang acala niya ay macacasama
sa balong maningas na puno ng dusa,
dangan nga si Job sa tuituina
ang daying sa Dios ay bigyan ng gracia.

Loob niya,t, puso ay di naghihigcat
pag daying sa Dios sa anomang hirap,
at alaman niyang tauo,i, ualang lacas
cun hindi sa tulong ng Lumic-hang uagás.

Cundi sa alalay ng natungong lang t
disin ay si Job sa tucso,i, nabulid,
maguing gayon naua ó mga capatid
na ang ating puso,i, sa Dios humilig.

Yaong si Satanas humarap sa Dios
sinabing matibay ang puso ni Job,
aquing uulitin cun inyo pong loob
bibigyan ng dusa na catacot tacot.

Oo anang Dios muli mong tucsohin
tingnan co ang puso ng catotong guilio,
cun siya,i, mayroong pag-ibig sa aquin
gloriang aquing handa,i, ualang pag mamalio.

Aquing pahintulot na subuquing tiquis
cun ang loob niya caya ay malinis,
hayo na Satanas gaoin mong magpilit
ang iyong pag tucso sa catoto,t, ibig.
Yaona ang lilong cuhilang Satanás
mapanag hiliing palamara,t, sucab,
ang guinaua niya,i, linibot na lahat
camalig ni Job ang pinag sisilab.
Ang lahat nang caniyang camalig sa buquid
na puno ng trigo grabansos at maez,
ay purong na silab, ¿anong laquing saquit?
ang nangyaring yaong caloob ng langit.
Mag cabicabilang camalig ni Job
na di sasanlibo ay purong na sunog,
mga panauohin ay nag dulog dulog
nag bibigay alam niyong pagcaubos.
Balita,i, matunog na sacdal ng higpit
sa nangyaring yaong caloob ng langit,
mga catiuala,i, sa tacot ay labis
pagharap cay Job luha,i, na balisbis.
Anila,i, panginoon naming iniirog
di namin mauari itong pagca sunog,
basta,t, mag liliyab ng catacot tacot
cahi,t, subhan namin lubhang nag daragob.
Ang sagot ni Job ano,t, tumatangis
baquit maguguło iyang inyong dibdib,
cun yaon ang siyang caloob ng langit
ipagsaya ninyo,t, iualay ang hapis.
Siya ang nagbigay ng gayong guinhaua
cun caya ang ating trigo ay namunga,
iniipon natin ang caloob niya
ano,t, mamamanglao cun quinucuha na.

Dapat ipagsaya at di linilimot
tayo nitong ating maauaing Dios,
ito,i, pagmamahal at caniyang pagsuboc
cun sa santong loob niya,i, alinsunod.
Gasino ang trigo ngayong maaalis
gasino ang yamang ating itatangis,
ang tacot ng aquing maralitang dibdib
cun ualin ang aua ng Dios na ibig.
Hangan may hininga,i, dapat na purihin
Dios na nagbigay ng aua sa atin,
hangan may panaho,i, di dapat limutin
yaong mapagpalang poong Dios natin
Dipa na tatapus yaong pangangaral
ibang panauohin, papanhic na naman,
at ibabalitang nangag cacamatay
mga hayop natin sa liniligauan.
Manga cambing tupa na ating ganado
calabao, at baca, borrico,t, cabayo,
nag lagay ang bangcay na parang binaguio
anaqui halamang na ubos na puro.
Caming mga pastor ay napapatiguil
pagcamatay niyong manga hayop natin,
bisitahin ninyo panginoon namin
at isipin ninyo ang lalong magaling.
Ang sagot ni Job cayo,i, tumahimic
di sucat isipin ang gayong nasapit,
yaon,ay quilalang caloob ng langit
ipagsaya nating maluag sa dibdib.
Anopa,t, naubos madlang cayamanan
ang lahat nang hayop nila,i, nanga matay,
na silab ang trigo at iba pang bagay
nasaid na lahat tanang pagca buhay.

Sa arao ring yao,i, namatay ring lahat
sampuong anac nilang sa puso nagbuhat,
esposa ni Job dating nililiyag
ang dibdib ay halos magputoc sa habag.
Yaong matiising matibay na dibdib
na mabunying Job loob na malinis,
hindi rin nagmalio at bagcus humigpit
pag asa sa aua ng natungong langit.
Panalangin niya,i, oh Dios na liyag
ampon mo sa amin at iyong paglingap,
ang naguing caloob cayamanang lahat
galing sa aua mo,t, pinapaguing dapat.
Na cami ay iyong pinagcalooban
Dios na poon co ng camunting yaman,
anhin ang guinhaua sa mundong ibabao
buhat ng ligaya sa langit na bayan.
Bigay mo,t, caloob na yamang quinipquip
ngayong bauiin mo,i, uala caming hapis,
huag lamang ualin ó Dios na ibig
aasahan naming aua mong pahatid.
Ang manga anac co na iyong caloob
ngayong manga matay ay inihahandog,
sa iyo Dios co at iniluluhog
caloloua nila,i, amponin mong lubos.
Cahi manauari sa Seno malagay
capisanin doong magpuri,t, magdiuang,
sapitin ang laang caloualhatian
ipag bantog nila ang inyong calac-han.
Purihin ca naman nitong Jerusalem
ngalan mo,i, ibantog Poong Dios namin,
hangan may panaho,i, sa iyo pisanin
toua at ligaya,i, booing ihayin.

Matapus ang caniyang pagtauag sa Dios
puso,i, na uiuili catua-ang lubos,
may tauong dumating na doo,i, dumulog
na isang magandang may mabuting ayos.
Ito ang demoniong tumutucsong pilit
sumilab ng caniyang lahat na camalig,
guinaua ng lilo,i, sa bahay pumanhic
tiningnan si Job cun may dalang galit.
Cun mayroon caya siyang mamasdan
sa loob ni Job galit calumbayan,
bagcus ng maquita ay uala anoman
masasabi cundi pauang cagalingan.
Demonio,i, uala nang maisip na gaoin
si Job ay hindi rin matucso,t, masupil,
lalang nilang silo ay ualang marating
ang puso,i, sa Dios lalong umiigting.
Acala ni Job ang tauong dumatal
ay isang guinoong taga ibang bayan,
bago,i, si Satanás na lilo,t, sucaban
camandag ang dalang purong camatayan.
Uica ng demonio,i, capatid na liyag
Job na sacdalan ng buti ng palad,
yaman mong inipong puro nang na silab
panauohin ninyo,i, nag culang sa ingat.
Sila,i, mga iyong catiualang labis
dapat na gantihin parusang mabagsic,
nag culang sa ingat pag mamalasaquit
na dina sinubha,i, calapit ang tubig.
Palibhasa,i, sila,i, masamang magingat
hindi asicaso cahit mapahamac,
ibig lamang nila,i, ang laguing pagtangap
ng ibibigay mong panueldong pilac.

Gayon din ang iyong manga ñilong pasto
nagculang sa ingat sa manga ganados,
cun caya namatay ang maraming hayop
ibig mangag silang sila,i, manga busog.
Manga personeró,t, pastores sa gubat
dapat na sisihi,t, puropurong sucab,
ang dapat iganti parusang mabigat
ng di pamarisan ng iba,t, magingat.
At nang maquilalang icao ay poonin
isang panginoong dapat na suyoin,
igalang ca nila,t, ang utos ay sundin
at sa tuitui icao pintuhoin.
Yaong naquiquinig mapalad na Job
hindi na tagala,t, pagdaca,i, sumagot,
dito sa demoniong palamarang loob
ito ang uinica dito sa caumpoc.
Ang uica,i, catoto hatol mo,i, di dapat
capalamaraha,t, isip mo,i, mataas,
ang ninanasa mo,i, iba,i, ipahamac
ualang sala,i, dusa ang ipatatangap.
Sa canilang silbi ay ang carampatan
aralan ng manga mabubuting bagay,
at alalahanin sa cadalitaan
bigyan ng sueldong upang capagalan.
At yaong caloob ng Dios sa langit
pag baui sa aquin ng lahat cong bienes,
hindi naman sucat isucal ng dibdib
yao,i, pag mamahal sa aqui,t, pag-ibig.
Segurong ang gusto niyaong poong Dios
siya ay ibigui,t, sa caniya ihandog,
boong cayamanang sa aquin caloob
sa capalaloan ng huag mahulog.

Iniilag nga at ilinalayo
ng aco ay huag macapagpalalo,
minamahal aco at nang di mabiso
sa masamang gauang sa mundo,i, panghibo.
Manga ganados co,t, cayamanang muntic
quinuha ng Dios dahil sa pag-ibig,
sa aquin at yao,i, pag mamalasaquit
ng dico isama,t, sa caniya,i, manalig.
Hinayang sa aquin at ang ala-ala
ng aco ay huag na mapalamara,
sa yamang masamang sa mundo,i, anyaya
lic-ha ng demoniong purong malicmata.
Sa pagca,t, sa mundo,i, caraniuang bitag
ng lilong demonio,i, ang bagsic ng pilac,
ang isang palalong mayaman at sucab
inaaring Dios yaman niyang ingat.
Mayama,i, ang boong acala,i, siya na
Panginoo,t, Hari,t, uala nang gasiya,
bibigyan ng dusa tauong ualang sala
sa loob ng Dios ay hindi magbata.
Lahat nang caloob ng Dios na ibig
padalang pahirap na ipahahatid,
sisisihi,i, iba,t, susucal ang dibdib
paris ng hatol mo na aquing naringig.
Masama catoto cun icao ay sundin
na ang ualang sala,i, iyong sisihin,
ito,i, dili dapat sa sinoma,i, gaoin
masama sa iyo,i, sa iba,i, gayon din.
Ang demonio,i, dina macaimic halos
sa santong matuid na sagot ni Job,
guinana,i, pinuring si Job ay hinagpus
ng lilong demoniong palamarang loob.

Ang boong cataoa,i, hinagpus na lahat
cono,i, pinupuri ng may touang ganap,
at tulo,i, uinica ng may touang ganap
sa mundo,i, uala cang macahalintulad.

Na boo sa iyo tanang cagalingan
husto ca sa puri,t, boong carangalan,
mabait na tauo at ang cababaan
laquip sa ugaling ang puso,i, matibay.

Daig mo si Enoc patriarcang liyag
ni ang inocenteng Abel na mapalad,
naguing huaran ca sa buti at dilag
maguing si Isac ma,i, dipa macatumbas.

Sa lahat nang udioc ay di minatamis
nitong ualang nasa sa hindi matuid,
ang sagot ni Job anomang masapit
ng tauo sa mundo,i, ay loob ng langit.

Purihin ng labis ay di nauucol
at ang na darapat ay huminging tulong,
ang saclolo,i, hintin sa Dios na poon
ituto sa landas na lubhang hinahon.

Marahil ang iyong parayang pagpuri
sa palad co,i, lalong nag bibigay imbi,
ipangongunti co at di ilalaqui
cun paquinga,i, puri bago,i, duahagui.

Siyang oouian cahit dimo nasa
purihi,i, di dapat at dico gunita,
mga Patriarcang iyong sinambitla
cun itulad aco,i, ooui sa pula.

Siyang pagcatapus ng tucsong malait
uala ring magaua ang demoniong ganid,
tuloy na paalam at biglang umalis
nuui sa tahanang apuy na mainit.

Ang mabunying Job na pusong matibay
niyong macaalis demoniong sucaban,
nilagnat na siya ng lubhang masasal
anong laquing hirap ng caniyang dinamdam.
Ang catauan niyang hinagpus ng tacsil
Satanás na lilong nagtaglay hilahil,
agad naramdamang hindi nagmamalio
saquit na malubha ¿anong laquing laguim?
Catauang malinis bumusuang ang balat
tiniis ang lálong antac niyaong sugat,
ang boong acalá ng nangag mamalas
uala nang hininga sa laqui ng hirap.
Buhat pa sa mulang lalangin ang mundo
magcaroong tingad ang sicat ni Febo,
uala pang nagtiis na caparis nito
ayuan sa daraang sasapiting siglo.
Napisan ang madlang hirap at hinagpis
sacuna,t, dalita, dalahamti,t, saquit,
ng caniyang asauang caramay magtiis
na ang naquiquita,i, ang tinangistangis.
At aling babayi ang di magtataglay
ng hirap ng loob at cadalitaan,
sampuong anac nila ay pauang namatay
icalaua,i, na silab lahat nilang yaman.
Icatlong dinamdam namatay na lahat
lahat nilang hayop bangcay ay nagcalat,
nguni at sa puso,i, lalong minabigat
lepra sa catauan ng asauang liyag.
Sa tuing si Job ay tamaang titig
ng sintang asaua luha,i, nabalisbis,
sa maghapon lamang lahat ay tiniis
ang sigasigalot na dagoc ng saquit.

Babaying na taghoy na tiguib ng dusa
aniya,i, esposo co na casi co,t, sinta,
ang nasapit nating sa Dios talaga
¿anong palad ito? banta co,i, uala na.
Sa balat ng mundo na macacaparis
itong buhay nating anac ng hinagpis,
linimot na yata tayo niyaong langit
na ang aua niya,i, dina ilalauit.
Sa ating na tiguib ng cadalitaan
uala ng daratnin na caligayahan,
ang hirap sa mundong dipa linalalang
ay napisan ngayong gumipit sa buhay.
Yaong naquiquinig mapalad na Job
tangis ng asaua at linuhog luhog,
ito ang uinica esposa cong irog
iualay sa dibdib ang pighati,t, lunos.
Sucat nating gaaing taglayin sa dibdib
yaong catibayang santong pagtitiis,
at patulong quita sa aua ng langit
sa lauac ng dusa ay nang macatauid.
Gayon nga ang mundo parang caragatan
capag lumalacas ang hangi,i, nasasal,
daluyong mahigpit ay nag uunahan
ibig na basaguin ang bancang sasac-yan.
At ualang pagitang iyong mariringig
ang simpoc ng alon at lingal ng tubig,
gulo ng panahon at hanging mabilis
acala mo,i, dina titighao ang saquit.
Ang iyong sinimpang casancapang handa
matibay na lubid at layag ng banca,
pag di mo tinaglay paghingi ng aua
sa Dios, ang gayo,i, marahil masira.

Gayon nga at siyang lacad ng panahon
cahit nagtagal man tayo sa hinahon,
ay daraanan ding pilit ng lingatong
suson susong hirap catulad ng alon.
Itong ating puso,i, dapat na tibayan
sampo pa ng dibdib na ating lulanan,
caparis ng isang bancang sinasac-yan
sa Dios huminging tayo ay tulungan.
Niyong pagtitiis sa mga lingatong
na haringa,t, datnin natin ang hinahon,
ang sasal ng baguio,i, parang mamaghapon
ang mag tatagal din husay ng panahon.
Dito,i, malilibang ang esposang liyag
sa sabi ni Job at manga pangusap,
sa lagay na yao,i, anong laquing hirap
sugat ng cataua,i, ood ang nag hicap.
Tiniis ni Job ang cadalitaan
lipos na ng sugat ang boong catauan,
ang nacaragdag pang lalong dinaramdam
ay ualang macaing sucat ipagtagal.
Dating di bihasang mag damdam ng hirap
laqui sa guinhaua,t, sagana sa pilac,
ngayong may saquit pa,t, cataua,i, may sugat
may dibdib pa cayang di dalauing sindac.
Damdam co,i, ualanang pagitan ang saquit
na di ang diringuin pighati,t, hinagpis,
ang puso ma,i, bacal lalambot na pilit
sa dagsa ng dusang di dapat matiis.
Magaling pa naman ang dating mahirap
sa munting guinhaua ang toua,i, di hamac,
capag nacaingat ng camunting pilac
ang puso,i, laguinang may toua at galac.

Uala nang daranang sacuna,t, hinagpis
acala,i, sumapit sa tayog ng langit,
ang isang mayamang sa hirap magtiis
ualanang caparang magdamdam ng saquit.

Manga cababaya,t, taga ibang lugar
dating caibigan ni Job na mapalad,
ng mabalitaan ng ganoong hirap
uala nang dumalao cahit camaganac.

Manga caibigang dating caulayao
cun maquita yaong caniyang calagayan,
nag sisipang lumot pinagpupulungan
acala,i, si Job ualang casalanan.

Anila,i, cun ito,i, catoto ng Dios
hindi dadagsaan ng catacot-tacot
na manga parusang caquilaquilabot
hampas na mariing sa buhay lalagot.

Anang iba namang mabuting maglining
yao,i, hindi dapat nating segurohin,
na parusa itong naquiquita natin
hirap na sinapit na caniyang narating.

Bantog nga sa yaman cun yaong si Job
nguni,t, hindi naman nag malaquing loob,
hindi nag palalo,t, sinoma,i, quinupcop
pag-ibig sa capua ay di linilimot.

Ni minsan ma,i, hindi tayo nacasilip
ng umapi siya sa duc-hang na lapit,
mayama,t, mahirap ay parang capatid
capua,i, inaaring capilas ng dibdib.

Cun ito,i, nagtiis ng ganitong dusa
na tauong may loob sa Dios suminta,
di lalong tatanao ng madlang parusa
sa Dios, ang isang paris cong may sala.

Caya tayong lahat sucat na mag isip
huag acalaing parusa ng langit,
ang isang magaling di dapat masapit
Dios ang may loob at nagpapahatid.
Nang ganitong dusa, at diua,i, pagsuboc
ng Maygaua nitong boong sangsinucob,
misteriong mataas auang di matapus
sa catoto niyang mapalad na Job.
Ibang caibiga,i, pag nag sisilapit
nanga titiguila,t, hindi macaimic,
at cun mag caminsa,i, tatanunging pilit
ng madlang cumusta ang nasasa saquit.
Anila,i, catoto huag isusucal
niyaong iyong puso aming catanungan,
sa lahat nang iyong manga dinaramdam
alin ang mahirap sa lahat nang bagay.
Ang sagot ni Job o may manga hapis
sa taglay cong hirap na gauad ng langit,
sugat ng cataoa,i, di minamahigpit
buhat niyaring gutom na sacdal ng higpit.
Cun ang aquing hirap ay inihahayin
sampon pa ng gutom na aquing narating
sa Dios na poon at harinangaring
ang toua sa langit ay masapit co rin.
Gayon ma,i, ang gutom ang lalong mabigat
mahirap sa hapdi at antac ng sugat,
halos ang tingin co ay nagcacaulap
nag didilim itong boong maliuanag.
Sinomang may auang sinimpan sa dibdib
tumanao sa aquing dinadalang saquit,
pagcaaua nila,i, ang dapat bumihis
ang Lumalang nitong boong sandaigdig.

Boong Idumea hangang Jerusalem
malapit cong hinlog ó lupang Israel,
nahan yaong aua, aua,t, ito,i, taning
ng Dios na aco,i, papag dalitain.

Sa iyong aua nga aco mabubuhay
sa iyong aua rin ang asa,i, matibay,
hayop mong pahatid sa aquing catauan
ood na marami ang siyang capisan.

Tinatauag tauag ng mabunying Job
yaong nag sisila na maraming ood,
laman sa cataoa,i, ipina uubos
inaring sustento sa lahat nang hayop.

Ang nacalulucsong ood sa cataoan
darampután niya,t, muling ilalagay,
sa na titirapa niyang manga laman
ipinacacaing hindi naghuhumpay.

Tuloy uiuicaing huag cayong malis
may laman pa acong inyong masisipsip,
dugo co sa inyong uhao ay papatid
caloob sa inyo at aua ng langit.

Niyong matapus na ang pagaanyaya
ng laman at dugo sa cataoan niya,
mata,i, itinitig ng pusong may dusa
sa langit na bayan na mulang guinhaua.

Tuloy nanalangin at siya,i, humibic
dalanging contricion ang siyang guinamit,
aniya,i, Dios co,i, ang iyong pahatid
na aua sa aquing tangap niyaring dibdib.

Uala namang hirap yaring aquing loob
sa Santong loob mo,i, aco,i, sumusunod,
ito,i, na darapat caya mo linoob
ano,t, aco nama,i, di aalinsunod.

Di isang salamat cun ito,i, siya nang
icababayad co sa pagcacasala,
ó cung sacali nga,t, itong pagdurusa
pati magulang co,i, magcamit guinhana.
Halos dagdagan pa Dios itong saquit
na dinaramdam co na iyong pahatid,
at yaring puso co,i, titibayang pilit
at daragdagan co yaring pagtitiis.
Purihin ca naman ng langit at lupa
ngalan mo,i, ibantog ng pagcacalinga,
at icao Dios co,i, sambahin ng madla
magpisan ang tanang maghandog ng toua.
Mangag puri naman tanang batong marmol
jaspeng malilinis naua,i, mangag bangon,
ng isang bandera,t, ipaguagui ngayon
ngalan mong mabantog naming Pinopoon.
At mapisan naua ang boong paggalang
nitong Jerusalem na iyong linalang,
cun manao sa mundo,i, doon mag capisan
sa seno,t, mag puri touang ualang humpay
Sa iyo Dios co at pisaning lahat
sa iyo ang puri ng sang maliuanag,
bandera ni Judá naua,i, lumaganap
corderong sisipot hintay naming lahat.
Panalangin niya na tiim sa dibdib
diningig ng Dios na Hari sa langit,
ang aua,i, malaqui sa catotong ibig
sa tibay ng puso,i, ualang macaparis.
Guinaua ng Dios tinauag nang agad
mapanag hiliing palalong Satanás,
agad itinanong nitong Amang liyag
catoto cong Job ano natalastas.

Oo po ang sagot ng demoniong tacsil
udioc naming tucso,i, tunay na sinupil,
matibay na puso ay hindi nag malio
parang batong marmol ang tigas na quimquim
Hayo anang Dios at iyong parunan
isauli ngayon tanang cayamanan,
gayon din ang anac nilang nanga matay
cahit na libing na,i, bibigyan ng buhay.
Catauang may sugat iyong pagyamanin
bigyang caganapang pagdaca,i, gumaling,
sa madaling oras ay iyong ganapin
at alsin sa mga dalita,t, hilahil.
Demonio,i, umalis agad nang lumipad
at nag dalidaling sinunod ang atas,
ng Dios na poo,t, pinarunang agad
bibigyang guinhaua ang nasasa hirap.
Malicmatang gauang pag silab sa una
maling pagbibigay ng dalita,t, dusa,
isasauli na ang boong guinhaua
sa tauong di dapat bigyan ng parusa.
Nang una,i, sa dating ng demoniong tacsil
pag lapit cay Job ang laco,i, hilahil,
ngayon ay hindi na at titimauain
ang pusong handugan ng dinayingdaying.
Sa oras ding yao,i, tinamaang titig
lumitao na lahat ang mga camalig,
na hindi lilibo,t, lalopang dumiquit
lalagyan ng trigo grabansos at maez.
Yaon pala ñama,i, hindi na sisilab
malicmata lamang ng demoniong sucab,
pati manga hayop na quitang nag hicap
ang na ualang yama,i, nasa uling lahat.

At itong demoniong Satanás na lilo
mapag malicmatang cuhilang demonio,
tumulad na muli sa mabuting tauo
parang ang catulad niya,i, peregrino.
Na may daladalang grapitang may langis
at mayroon namang inciensong calaquib,
dumulog cay Job ang bating guinamit
tila ang lepra mo,i, catutubong saquit.
Ang sagot ni Job sugat co,i, caloob
niyaong mapagpalang maauaing Dios,
at hindi casabay sa mundo,i, pag sipot
itong narating cong diua,i, aquing signos.
Na harinangaring itong naguing palad
sa sala co,i, siyang maguing sirbing bayad
at harinanga ring aco ay maligtas
sa parusang apuy sa inferno,i, ningas.
Uica ng demonio,i, cun tulot mo,i, aquing
lalaguiang remedio,t, haringa,t, gumaling,
grapita,i, hinango at binucsang tambing
langis ay lininat ang nasa,i, susundin.
Sa sugat ni Job doon pinapatac
na uala pagdaca ang damdam ng antac,
hinaplos na lahat nag quitang liuanag
gumaling ang manga dinadalang hirap.
Inciensо,i, hinango at agad sinoob
na alis ang baho ng lamang na buloc,
at nangag liparan yaong manga ood
nanag papahirap sa mabunying Job.
Siya nang pag lago ng halamang nais
tumingad na muli,t, nanalayang tiquis,
naquita ang bunga ng laguing pag hibic
sa jarding tatamnang sa Dios pag-ibig.

Lalo pang na lubos humiguit sa dati
ang pananalaya ng sangang na imbi,
at saan hahanga ang toua ng dili
sa babagong tighao na luhang cumati.
Cumati ang bahâ ng cadalitaan
ang halili bugso ng caligayahan,
ang puri sa Dios ay dina nag humpay
sa lubos na toua ng pagtatagumpay.
Ang lahat na niyang manga panauohin
ay sunodsunod ng mga pagdating,
at ibinalitang toua,i, di sabihin
yaong pag caboo ng manga camarin.
Lalong pagtataca ng biglang masilip
yaong panginoo,i, gumaling sa saquit,
at di m quilala ng tamaang titig
yaong mapag uaguing Job sa hinagpis.
Halos nanga tulig at nanga pasuling
ang napundacanang mga panauohin,
panginoon nila ay hindi na pansing
acala,i, cun sinong caharap na tambing.
Nang ito,i, maquita,i, cataoa,i, may sugat
ngayon ay bahao na at nag liliuanag,
at uala muntimang na darastong pilat
catauan ni Job ay lalong dumilag.
Cundi tinauagan ni Job ng maamo
yaong mga pusong pauang nanga bigô,
at pinangaralang laquip ang pag suyo
ito ang sinabing luha,i, tumutulo.
Natauid na natin ang dagat ng saquit
at ating narating ang aua ng langit,
cung nang una,i, nucal ang luha sa hapis
ngayo,i, sa ligaya ang ibabalisbis.

Dagdagan ang inyong pag s.mpalataya
sa aua ng Dios ay dapat umasa,
ano,t, cayo ngayon caya,i, mangangamba
pagmalasin aco,t, inyong maquilala.
Na lubos ang toua ng nangag nanais
at sinabi nila yaong na pagsapit,
panginoon namin maniualang pilit
na nangag si litao ang ating camalig.
Na hindi nag culang cahima,t, iisa
punó rin ng trigo at di nag iiba,
ang mga pastores ay nag sidating na
ang balita,i, toua at madlang ligaya.
Lalo,t, sa balitang canilang naringig
panginoon nila,i, gumaling sa saquit,
ibinalita na ng mga pastores
na buháy ang manga ganados sa buquid.
Anila,i, panginoon naming iniirog
ngayo,i, na lubos na,t, toua,i, di matapus,
ng una,i, sagana sa dalita,t, lunos
ngayo,i, sa ligaya dapat na mabusog.
Manga hayop nating ganados sa gubat
nangag bilog bilog matatabang lahat,
na hindi nag culang at ualang yumayat
anaqui ay ualang nangyaring novedad.
Galác nilang toua,i, halos di maubos
puring nag pupuri sa aua ng Dios,
lalo ng maquitang dumating na lubos
yaong sampuong anac nilang iniirog.
Lalo nang na lubos ang madlang ligaya
yaong mga anac ng mag sidating na,
¿aling puso caya? ng ama at ina
ang di parang sila,i, na pasoc sa gloria.

Cun anong nangyaring cadalamhatian
ay inibayohan ng caligayahan,
mga pag pupuri hindi nag huhumpay
sa Dios na Hari sa cielo imperial.

At sa puso niya,i, parang na tititic
pag sinta sa Dios at lubhang pag-ibig,
sa capua tauo,i, hindi nag nanais
umapi sa mga nangag sisilapit.

Ualang quinalinga sa loob at puso
cundi ang mabuting loob na maamo,
itinacuil niya gauang pag siphayo
habag sa capua,i, ang pinalalalo.

Caya naman siya,i, pinacasagana
nagving ganti sacdal sa ligaya,t, toua,
at ang cabaitang caniyang ipinunla
tinubo,i, guinhaua sa langit at lupa.

Yaong matiising caramay sa hirap
na esposa niyang liniliyagliyag,
calaquip ng toua,i, luhang ng lalaglag
habag sa asaua sa dinanang palad.

Esposa,i, na rito,t, ang itinatangis
niyaring aquing puso,i, dahil sa nasapit,
acala co,i, tayo,i, linimot ng langit
sa nangyaring mga sacuna,t, hinagpis.

Halina esposa na lauong nagdamdam
ng bigay ng langit na cadalitaan,
ngayon ay ligayang ualang catapusan
purihin ang Dios magpacailan man.

Yaong mag asaua na magcasing palad
hinagca,t, niyacap yaong manga anac,
ang uinica,i, Dios maraming salamat
handog nami,i, itong pagpupuring uagás.

Yaong mag asaua ay biglang lumuhod
quinalong ang mga anac nilang irog,
sa harap ng Dios ay inihahandog
toua at ligaya ang nagcacalahoc.
Na nagsasagutan ng pananalangin
yaong mag asaua na ang puso,i, hayin,
ang uica,i, ¡oh Dios Amang maauain!
aua mong caloob ay inihahayin.
Caming alipin mo,i, na pasasalamat
haringa,t, ang iyong aua,t, pagcahabag,
sa manga campon mong alaboc na hamac
ay abutin namin gloriang aliualas.
Loobin mo namang ang boong sinucob
ay mag caiisa ang puso at loob,
mag puri,t, gumaling at quilanling lubos
ang iyong calac-hang ualang pagcatapus.
Sa langit at lupa naua,i, lumaganap
aua mo,i, isabog sa mga ovejas,
at hangan may siglo,i, ang sang maliuanag
purihin ang iyong ngalan ay itanyag.
Mangag caiisa pagsampalataya
mga layo cami sa pagcacasala,
tucso ni Lucifer lilo,t, palamara
labana,t, ilagan sa tuituina.
Manga puso namin Dios co,i, tulungan
bigyan ninyong lacas sa manga paglaban,
na huag talunin ng mga caauay
Satanás na lilo,t, Lucifer na hunghang.
Mundong sinungaling na ang naquiquita
camandag at lason ang laguing anyaya,
¡oh Dios na Poon! caming na sa dusa
sa mahal mong tulong laguing umaasa.

Na itacuil namin at aming talunin
ang lilong demoniong palalong Lucifer,
sampon ang catauan namin ay masupil
ang santong loob mo ang alinsunurin.

Panalangin nila ano,i, ng maganap
pagdaying sa Dios at pasasalamat,
ay nangag tindigan at purong niyacap
ang nanga doroong panauohing lahat.

Dito na na lubos ang toua,t, ligaya
nitong nangag tiis ng dalita,t, dusa,
ang baguiong masasal ay nacalipas na
nauahi ang ulap na bilis ng sigua.

Gulo ng daluyo,i, biglang tumahimic
humupa ang alo,t, luminao ang tubig,
ang sabi ni Job sa esposang ibig
hindi nagcabula,t, siya ngang nasapit.

Nanatili nanga sa lubhang ligaya
parang bagong sicat ng talang cometa,
ang rayos at tingad na lubhang masaya
hangan sa lumubog ay dina nag iba.

Ito ang huaran na sacdal ng linis
buhay niyong santong ualang cahulilip,
na ang caniyang puso ay hindi nagdungis
tibay na sumintang sa Dios umibig.

Maguing gayon naua itong ating loob
ng boong pagsinta,t, pag-ibig sa Dios,
anomang gauain ng mga demonios
ay hindi minsan man na dala ng udioc.

Malicmatang gaua ng mga demonio
pinatay na lahat ang mga ganado,
ay dirin nag iba at dirin na tucso
ang pusong matibay ay dirin natalo.

Na silab na lahat ang mga camalig
na quina sisidlan ng trigo at maez,
lalo nang tumibay sa Dios pag-ibig
boo,t, di na lugsô ang lulanang dibdib.
Lalo nang malaqui at sacdal ng bigat
yaong pagcamatay ng lahat nang anac,
guinaua,i, nagpuri at nagpasalamat
sa Dios na Hari ng sang maliuanag.
Nguni,t, cun sa ating mga puso,t, dibdib
ay maquiquita nang magulo ang isip,
at malauong arao na laguing tatangis
ang pamamahaya,i, sindac at hinagpis.
Guinaua ni Job ay ang idinaying
sa Dios na Poon at idinalangin,
mga anac niyang mahal sa panimdin
cun baga,t, may sala,i, sila,i, patauarin.
Dios co,i, luobing sila ay magcamit
lualhating laan sa gloria ng langit,
at dirin sumucal ang puso at dibdib
ng sacdal sa tibay sa Dios manalig.
At nang di matucso ng lilong Satanás
catauan ni Job ay pinapagsugat,
¿anong laquing dusa,t, ¿anong laquing hirap
dinamdam na lahat sacuna,t, bagabag.
Uala ring nagaua ang lilong demonio
sa guinaua nilang paraya,t, pagtucso,
lalong tumitibay ang loob ng santo
sa Dios na hingi ng aua,t, saclolo.
Na masdan ng Dios ang sinta,t, pag-ibig
ng catoto niyang marunong magtiis,
caya ang guinaua,i, pagdaca,i, binihis
ng lubhang ligayang ualang cahulilip.

Mangag nila,i, cayo at ating isipin
si Job ang parisang pagpilitan natin,
tibayan ang puso at ating panimdin
cung sacali,t, datnan tayo ng hilahil.
Cun tayo,i, daratnan anomang sacuna
cahirapa,t, mga pagca panganyaya,
puso,t, loob natin ay huag sasama
sa Dios paampo,t, humingi ng aua.
Sa cay Jesucristong aral na habilin
sa Apostolado niyang guiniguilio,
sa mga sacuna,t, daratning hilahil
ang tauagui,i, siya,t, canyang aamponin.
Caya tayong lahat ay mangagsisunod
talimahin natin ang bilin ni Jesus,
toua,t, cahirapang ating maaabot
ang pasalamata,i, ang lumic-hang Dios.
Diman maparisan ng uagás na uagás
sa buhay ni Job na santong mapalad,
ay pilitin nating tayo ay magingat
na huag padala tucso ni Satanás.
Maguing dilag naua nitong ating puso
ilagan ang tucso na sumisiphayo,
at huag patalo sa marayang hibo
niyong si Satanás demoniong palalo.
Alaala,t, loob nati,t, mga isip
buo-it sa Dios ipag silbing pilit,
at harinangaring ang ating masapit
caloualhatiang ualang caholilip.
Mga pusong garing naua ay ihandog
sa Amang lumic-ha nitong sangsinucob,
at asahan natin ang aua ng Dios
hangan may hininga,i, sa caniya umirog.

Pahuli cong daying ó mga capatid
sa lining ng inyong matalinong isip,
cun may camalian itong tulang auit
inaasahan cong cayo ang magtuid.
Idalangin naman ninyo sa Maycapal
na ating masapit ang langit na bayan,
acong N. M. ay inaasahang
pag pupunan ninyo yaring caculangan.
Nang palad na imbi,t, inyong itatago
ang cahihiyan cong pula at siphayo,
catapusan ito ng sinamo samo
niyaring nag nanasang sa iyo,i, na suyo.



# Imprenta at Librería ni J. Martínez

Cabildo 253 Intramuros, Teléfono 3283, P. Moraga 34-36, Teléfono 5005
at P. Calderón 108, Binundók, Maynila.

## Ipinagbibili sa mg̃a LIBRERIANG itó ang mg̃a sumusunód na aklát sa wikang tagalog:

Búhay ni Aladino
« « Alejandre at D. Luis
« « Almanzor
« « Arturo, Lauro at Rosalio
« « Amang si Jesús
« « Abecidario
« « Adan at ni Eva
« « Baldovino
« « Beatriz
« « Beata Maria
« « Bernardo Carpio
« « Bertong Laseng
« « Blanca Flor
« « Babaying Samaritana
« « Cabayong Tabla
« « Celira
« « Conde Urbano
« « Cricelda
« « Dama Inés
« « Diluvio Universal
« « D.a Marcela
« « D.a Maria sa Ahas
« « Doce Pares
« « Dr. José Rizal
« « Dr. José Burgos
« « D. Diego at D.a Juana
« « Doncella Teodora
« « Diego de Marcilla
« « Edmundo
« « Eliseo at ni Feliza
« « Eliseo at Hortensio
« « Esopo
« « Emilio
« « Felizardo
« « Fieles Amantes
« « Florante at Laura
« « Florentina
« « Floriño
« « Gonzalo de Córdova
« « Gunlas
« « Graciano at ni Gaudencio
« « Huaran ng̃ calinisan ng̃ puri
« « Haring Asuero
« « « Calabaza
« « « Saúl at David
« « « Salomón
« « Ibong Adarna
« « Isabela
« « Jacobina
« « Jaime del Prado
« « José Vendido

Búhay ni José Flores
« « Juan Bachiller
« « Juan at María
« « Juan Patáy
« « Juan Tiñoso
« « Juan Tamad
« « Juan Labuyo
« « Julieta at Romeo
« « Job
« « Leopoldo
« « Ludovico
« « Landás na tuntunin
« « Ligaya sa Lang̃it at Mundo
« « Manrique
« « María Merced
« « Mártir de Gólgota
« « Ntra. Sra. de Antipolo
« « Panaginip ng̃ pag-ibig (Comedia
« « Perpetua
« « Pantinople
« « Príncipe Gimeno
« « « Orontis
« « « Igmidio
« « « Oliveros
« « Pitóng Infantes de Lara
« « Proceso
« « Plus-Santorum 3 pangcat
« « Poncio Pilato
« « Reina Mora
« « Rodolfo
« « Rodrigo de Villas
« « Rolante y Claudina (Comedia)
« « S. Isidrong Magsasacá
« « S. Francisco de Sales
« « Santa Ana
« « « Eulalia
« « « Regina
« « « Elena
« « Sigesmundo
« « Sofia, Teresa at Maura
« « Sagrada Misa
« « Santong si Moisés
« « Tablante de Ricamonte
« « Tatlóng Número
« « Tatlong Personas
« « Tomás at María
« « Totoo at Sinung̃aling
« « Ulirán ng̃ Cabaitan
« « Urbana at ni Feliza
« « Villarba
« « Vivencio at Teofila

**Isang palaisipan: Biru-biru kung sanlan tamaan ₱ 0.20**